**Sayadd vs GL**

FlipTop presents: Unibersikulo 11 @ TIU Theater, Makati Central Square, Makati City, Philippines. October 15, 2022. Filipino Conference Battle

Original video uploaded by fliptopbattles on YouTube on November 2, 2022

Transcription by u/mrdrng
Annotations by u/sranzuline

*ROUND 1 (Sayadd)* 4:15

Ito'y pagbabalik ni Gilbert sa TIU, nawa'y hindi agad huli

Pano, ito rin yung unang Unibersikulong may Sayadd, kaya ngarat sagad, sige!

Akto! Pakilalang professor 'tong komedyan estudyante, hiyaw ay nakakatanga

Sa lahat ng hinain saking komedyante, ikaw ang pinaka-nakakatawa, gago!

Pano sa panahong madali matuto, naging trip niya magturo

Alam mo bang ang kumakanta sa tono dito'y pinapatahimik?

At kung sarado lang 'tong taga-Leyte sa sistema ng Palo

Pagkakakatukin ko yung bungo hanggang sa bumukas yung isip!

Tsaka lalantad sa lente mga resibong naghalo

At lagda ng mga sinauna pinagbasehan niya tumitik

Kaya kung ngayon ikaw ang pinaka, ang ayon sa sumusunog ng hula

Ito ay kaso lang ng bagong instrumentong tumutugtog ng luma!

Train of thought? Ginasgas nang di bumakas ang pagka-potsu

**Commented [PV1]:** A style first popularized by GL against Zend Luke & BLKSMT that employs word association. It was widely adopted and parodied since.

**Commented [PV2]:** Supot (uncircumcised or, derogatorily, weak)

Mula Ehipto to the Moon, ano ka? Disipulo ni Khonsu?

Tagngarag sa dedikasyon yung buwan sinimbolo na-zoom

Paglapag sa destinayon, yung buwan Piniccolo kaboom!

Sobrang simpleng pambabasag, di para um-all-in

Mga damdamin na bagabag, ito'y pwedeng pabor din

Reaksyon sa ilinatag ba't tipong never before seen?

Eh pagsasadula lang 'to kung pano nagkalas-kalas yung kampo nung 2014!

**Commented [PV3]:** Also Campo, GL's surname.

May piraso sa disyerto, sa karimlan at lalim,

Kahapon hanggang kamatayan nalalaman isinalin

Sa loob din ng kabaong may tumalsik na bitak,

Hindi ba sa muling pagkabuo yung pagkasawi ay mas tiyak?

Pero sa kabilang banda, isa siyang patunay na nakapagpabunga yung mga naunang mag-tanim sa kabilang banda

Pero nandito ka, nandito para pag-ngangangatngatin!

Sa ilang tantiya, pantanggal kalma lang yung pagdudugtong mo ng kalokohan

At kung magmamatigas, tanggapin mo 'tong pakulo nang bukal sa kalooban!

Usok ilong, atat magparinig / umalsa na itong inalat sa dilig

Nanuot na yung ginaw / sigaw ay may kusang nginig

At lumambot na 'tong hindot / tunaw sa bukang bibig

At para sa kaalaman ng lahat, hindi naman GL kundi BLKD yung hinihirit ko

Hindi para sa kung anong titulo, para ma-perpekto lang yung sirkulo sa pagbaba ko ng hagdan

Kaya kung sasabihin mong ikaw yung mas-pinabisang Allen

na makakapihit sakin, hindi ba marapat lang linawin

Nawawala lang yung balakid kaya ka nandiyan!

*ROUND 1 (GL)* 7:18

Bago ko simulan yung round one, if that's fine

Gusto ko lang sabihin yung panapos na punchline,

"You're screwed!"

Okay, game!

Bago magkalimutan, well, ating balikan yung nakaraan

Alam nyo bang unang emcee name ni Barry ay Barricade, yes...

At alam nyo ba ka-rhyme ng Barricade?

Hindi hindi, di ako papatol sa ganyan

Kasi pare, lame, yan yung dating game

English, na multis, that's what Barry hates

At para ma-validate, dapat Tagalog lang

Tas mag-fabricate at mag-animate ng kung ano-anong pang-decapitate

Tas i-calibrate yung bodyweight / chop-chopin / tas ma-fascinate sa mga pusong nagpa-palpitate

Yung laman i-marinate / katawan i-acetate / balatan, yung mukha gamit blade

Tas i-laminate para may ready-made kanang maskara para sa susunod na—
—Pare, wait…

De, where was I? Where was I? Barricade? Okay...

Buti nagname-change ka, Barry, kasi kung sakali, yung debut nito, "Barricade vs BLKD"

**Commented [PV4]:** In BID: Sayadd vs GL, Loonie noted how GL breaks the rule of being unpredictable in battle and succeeds.

Recalls comedian Dave Chappelle's popular routine where he dropped the punchline first (Stove Top stuffle).

Perhaps also GL flexing that he is not a choker and is capable of completing his whole round.

**Commented [PV5]:** Sayadd's real name.

**Commented [PV6]:** Sayadd is known for using only pure Tagalog without multi-syllabic rhyme in his lines.

Wow, sa talastasan napili,
dalawang pader na nagharap,
nagpataasan ng ihi

Ang kaso, sa paangasan kadiri,
kaya ating tandaan

Barikada sa aktibista, well,
madali yang lagpasan

Kaya't pagsinabi kong "Barry",
sabihin nyo "kada"

Bari (kada!), oo, bari (kada!)
laban mo ang boring, 'tong balakid
di hubog

Oo, bari (kada!) nakikinig na tao,
sa audience ay tulog

Oo, bari (kada!) kaso harang ay
pulpol!

Naturingang bari (kada!) pero wala
kang crowd control!

Pero kahit na humarang, jusko, di
yan gagasgas

Parang atleta lang sa hurdle,
hahakbangan ko when I dash

Oo, Barricade man o BLKD, sa
parehas lalampas

Kasi Barry Allen, mawawala yan in
a flash!

At anong silbi ng barikada kung
nasa loob yung kalaban naka-amba

Kakampi mo lang sarili mo tas
trina-traydor kapa?

Kaya nagmistulang si Aquaman na sa
disyerto natusta

O Superman na may kryptonite,
nakatago sa bulsa

O Batman sa umaga, sa stage
nawawala, mga berso ganon din

Habang GL, Green Lantern,
kontrolado ko yung ring!

Ano? Aquaman, Flash—-Ah, basta
Justice League yung reference,
kung yung logic di gamay

Ayaw nya sa komedyante pero sa
comics siya patay, aray!

Na-connect ba? Eh putol-putol 'to
mag-isip, kaya labas ay GG

And there's no way I'd marvel ang
madalas ma-DC!

Oo, stats: 85 percent ng kanyang
battles may choke at stutter

Kaya please, Barry, gawin mong 90,
please, mag-choke kana, kasi
kukulangin 'to

At kung may fake choke ka na
scheme, please, totohanin mo

Oh ano? Unprofessional? Hindi. Di
ako ganon kagago, see...

Reverse-Gomburza, reverse-
Nazareno, ito nama'y reverse
psychology

Oo, magchoke ka o idaan mo lang sa
presence

Kahit wala namang punto yung
imagery at sound

Isigaw mo lang kahit abstract yung
essence

**Commented [PV7]:** Interestingly, BLKD, who was just talked about, also did something similar in his R2 against Flict-G, when he also asked the crowd to chant for his next scheme.

**Commented [PV10]:** Sayadd is known for his serious lines and delivery, horrorcore, seldom using jokes in his battles.

**Commented [PV11]:** DC Comics / Disconnect

**Commented [PV8]:** *Sayadd made a face while facing the crowd*

**Commented [PV12]:** Sayadd is considered to be the rapper who started the trend of 'fake choke' or pretending to forget your lines in a battle for a punchline.

**Commented [PV9]:** BLKD's real name.

Kahit walang suntok sa kada round

Oo, magchoke ka para believable sa tao

Oo, magchoke ka para acceptable yung talo

Oo, magchoke ka paulit-ulit na parang nagpabaya

At baka pagkabisado mo na yung choke, makalimutan mo na siya

Pero either way, ano? Ito na ba yung big dog, Aric? Oh shoot, so cute!

Sige, lamon lang ng lamon, ako yung lason na home-brewed

Ako yung tsokolate na nakahalo sa dog food

I'm so rude, 'tong baliw, no good!

Kahit luwagan mo yung turnilyo, you're screwed!

*ROUND 2 (Sayadd)* 11:11

[rebuttal]

Panapos na bara, "I'm screwed!", tapos na-unscrew, tapos na-screw ulit

Yun na yung panapos na bara, tapos na 'to, tapos na? Hindi, hindi pa siya punit

[first verse]

Pero andito pa pala 'to? Sige, tuloy pagkakalikot

Ngumu-nguso sa kamao, tanginang 'to, magkakabingot

Andito pa pala ako? Sige sa muling pagpapaikot

Sayadd ba yung Sayadd kung di nakakalimot?

Pero GL ba yung GL? Kung tunog tunay yung dura?

Observer sa observer, yung thoughts kuhang-kuha

Kritikal kung tumula, teknikal kung mag-emote

Laking evaporated Alpine, cross-breed ng mga GOAT

Tipong, natitipsy sa Yakult, naka-steady na Thomas

Maestrong walang bisyo, maginoong Batas

Ginto nga 'kong bumara pero abot-kayang bilhin

Pano dugo walang lukso, pano lukso walang diin

Ganyan ka katabang, nabudol mo buong bilog

Pinapakain pilit sa pilit na hinog

Maarte sa chibog, dagit na yang binti

Bakit ako galit? Bakit naman hindi?

Pano sinasabi mo problema, pambatang komisyon

**Commented [PV13]:** Sayad in Filipino also means mentally unhinged.

Habang sinasabi ko, wala nang-
Wala nang...tubos don!

Kala mo wala nang solusyon?

Di kinaya kakasermon, kung merong kabilang buhay, malalaman mo na meron

At pababa na ang sintensya dito sa panggap na taga-usig

Pumipikit sa ebidensya habang tumutulay sa lubid

Ang taas hindi maamin, sunod lang sa patok

Mababaw o malalim? Baka lunod lang o bagok

At ako nga ang daan palabas at ikaw ay palabas na nga

Pano ako rin ang daan papasok sa ataul o sa banga

Bisaya na nagdebut na-sindikato, pinanis

Ilustrado sa libro? Ulol!
Ilustrado in the flesh!

At inalay ka sakin ng gubat para mag-iba aking takbo

Pano pag-bumaba ako sa gubat? Buong gubat makakalbo!

Nabibila Nasusukat at may hangganan yung palakpakan na hinakot

Ang subukan mo kalimutan yung nararanasan na kilabot!

Subukan mo!

*ROUND 2 (GL)* 13:53

Bago ko simulan yung round two, gaya ng kanina, gusto ko lang sabihin yung panapos na linya

Okay, check. “Sumabay sa current”

Okay, game

Round one, nakaraan, yung unang panahon

Round two naman yung present kung asan ka ngayon

Stats: alam nyo bang may 23, oo, 23 battles na si Ralph

Pero, tatlo lang, oo, tatlo lang yung kanyang na 5-0, yes

At dalawa sa tatlo ay si Zaito at si Tweng, well, no offense

Yung isa ay puro freestyle, yung isa ay puro props

Kaya gets na ng lahat, na yung kaya mo lang ma-sweep ay yung nagkakalat

Kasi split kay Flict-G, split kay Nikki, split kay Lil John, kay Kregga, kay Pistol, kay Frooz, kaya grabe ka, sa dami mong split daig mo pa si Mystica

Takte ka! Itodo mo! Ibayad mo lahat, coz this ain’t for free...

Wag kang umasa sa split na parang KKB

Pero intense delivery, kaya ironic’s what I’m thinking

Panong sa laban, may conviction, pero panalo di convincing

**Commented [PV14]:** Sayadd’s group.

**Commented [PV15]:** *Sayadd crunches his face and repeatedly nods, wags his index at GL*

**Commented [PV16]:** A Filipino performer known for her splits.

Habang ako, kahit ganto, hinihimay yung section

Sa battle mala-scalpel, oo, precise dissection

Ika'y de bolo? De itak? Well, surgical ang aking modus

Pinaghalong Superman at Cyclops, ganon ka-laser-focused

Kaya laging 5-0, oo, bodybag yung branding

Kasi kung puro classic game, di ka tataas sa ranking, tama?

Tas panay, "Welcome to battle rap!", yan kanyang buod

Kung panay welcome ka lang boy, edi wala ka sa loob

Ikaw yung aso dun sa gate, kaya nung Ahon 8, alala nyo?

Habang kamao nagsusuntukan, kay Lil John muntikang ma-upset

Habang may Uprising Royale Rumble, sinahog ka sa pakbet, ay shet!

Tas sa laban ni Sak vs Invictus, naging props kanyang lagay

Pinalabas siya ng maestro; estudyanteng pasaway

Oo, sa gitna ay sumabay handang-handang mag-intercept

Yung proud na proud na siya'y halimaw nagmistulang teacher's pet

Tas ang angas mo kay Tweng? Eh kay Hansel bumagsak

Sasak minam 'Minani ka sa saksak'? Baka minani ka lang ng Sak?

Saktong professor din ako, kayang mag-attendance

Kaya ako'y magtatawag ng kanyang descendants

At ang una sa listahan / yung alas sa test tube / unorthodox bentahan

Dumalas sa left hook / Oo, lumakas yung left field / Siya'y kumalas sa textbook

Kaya ika'y magpakilala, lumabas ka (crowd: Zend Luke)

Yo, lumabas ka (crowd: Zend Luke)

Yo, kumalas sa textbook, lumabas ka (crowd: Zend Luke)

Gagi, kinakaila ka, tamo pati tamod mo kinakahiya ka

Kasi nananaksak ka ng manika, ngayon minani ka sa saksak

Ikaw yung ginagamit na manika habang ikaw yung kinukulam

Paulit-ulit yung pagtusok, pumupurol na yung biswal

Manika nang manika kaya talim nagiging dull

Habang ako, hasa lang nang hasa ng sandatang gamit

Sa sobra kong paghasa, namatay yung blacksmith, that's it! Kahit yeah

Kahit promo pa sa Kumu, ibang klase magbasag

**Commented [PV20]:** Sayadd's line against Tweng.

**Commented [PV21]:** *Sayadd tilts his head to the right, makes face*

**Commented [PV22]:** Zend Luke visible in the background.

**Commented [PV23]:** *GL puts right fingers on forehead in a second*

**Commented [PV24]:** *crowd, rappers in the background goes wild* *Sayadd tilts his head*

**Commented [PV17]:** In Ahon 8 Day 1, Sayadd's groupmates in Uprising were in a battle royal match while he was set to battle Lil John (known for his 'pinakbet' scheme).

**Commented [PV18]:** Sayadd dropped a line for Sak Maestro's R1 against Invictus.

**Commented [PV25]:** GL previously defeated BLKSMT.

**Commented [PV26]:** *crowd still reacting*

**Commented [PV19]:** Sak Maestro's real name.

Dahil ang halimaw ay halimaw kahit san man ilapag

Kaya eto na yung sirena sa mga halimaw na tulog

Sa pagkain nabusog, sa lalim nalubog

May malalakas na ho ulit na sa radar nasagap

At siyempre, eto rin si Ralph kung gusto niyo ng warm up

Kaya tara na mga diyos, ahon na! Sumakay sa torrent!

Pero kaya ba ng old gods sumabay sa current?

*ROUND 3 (Sayadd)* 17:50

[rebuttal]

Umepal daw ako sa battle ni Sak,

Nag-alay lang ako ng balikat sa kapatid pero sino ba samin yung na-own?

Pwede din naman kitang alayan ng balikat eh, parang McGregor to Cerrone

Nagpa-ulan siya ng pangalan, mga pambala na pantangi

Habang kaulolan ko panglahatan, garapalan na pagsagi

Nakakakaba ka ba aba? Kanino kaba nagbabahagi?

Kung nasapian nang nasapian ang nasapian ang sumapi?

Kaya sino ba yung sino? Tila nakansela talino

Perdigana ito iho, at kinekwenta mo mali lang

Isang atras, dalawang abante sa stilo nahilo

Kakalaro mo sa sequence, nawala ka na sa bilang!

Ikaw ba yung nahirang pambihirang inakay?

Bakit panliilimos ng puntos kinikilos ni Waray?

Kung sa'yo'y natapos sa pito, pagkakasalang sumakay…

Sampung utos, pati nag-utos, pinagbabali ko nang sabay-sabay!

At higit na 'to sa battle, di 'to banal-banalan contest!

Lyrical na biblical ba 'tong nagbibidang talongges?

Aral sa salita ng Diyos, tinutuos ko ala-Moses

Kamusta ngayong rumirehistro 'to sa utak mo na may kasamang boses?

Inusisa mo ba ko? At meron ka bang natutunan?

Hindi sa iyo yung pangarap pero ikaw yung naguhuan

Walang alisan pwesto, proyekto ay di ma-tetengga

Nasemento pasikreto, ito'y teatro ni Imelda!

**Commented [PV32]:** A variation of checkers where the goal is to lose. Also called 'pildigana' in Bisaya.

**Commented [PV27]:** *GL starts to look at the camera, until his last line for this round*

**Commented [PV33]:** In his match vs Yuniko, GL 'rearranged' his rounds for a scheme.

**Commented [PV34]:** Reference to GL's line vs Yuniko when he asked the judges to return the points they supposedly deducted after he 'fake choked'.

**Commented [PV35]:** The people of Leyte, GL's hometown. It also refers to the name of their language.

**Commented [PV28]:** As Loonie noted, 'torrent' could perhaps also be a reference to the spirit steed in Elden Ring, a fantasy action role-playing game.

Recalls BLKD's similar message in his match (post-battle) against Shehyee: "Maghanda na yung matatandang rapper, nandito na yung mga batang tatalo sa inyo." also spoken in front of the camera, as a warning to older rappers.

'Old Gods' became a popular term and was widely adopted and parodied since. It's commonly accepted to mean inactive top-tier battle rappers from the earliest batch.

**Commented [PV36]:** If GL committed 7 deadly sins (R3 scheme vs BLKSMT), Sayadd simultaneously transgressed all ten commandments and even broke God Himself.

Camera tight on the faces of Sayadd shouting and GL looking down.

**Commented [PV29]:** A UFC fight where Conor McGregor used his shoulders to shut Donald Cerrone's eye and knock him out in 40 seconds.

**Commented [PV30]:** 'Pambala na pantangi' or unique bullets, and also 'pambalana' 'pantangi' or common and proper nouns in English. Also 'pangalan' (name) and its homophone 'pangngalan' (noun).

**Commented [PV37]:** Reference to the Manila Film Center tragedy where at least 169 workers fell and were buried under quick-drying cement, allegedly due to former First Lady Imelda Marcos wanting to have its construction finished in 17 days.

**Commented [PV31]:** *Sayadd claps his hands*

Kaya ascend lang ng ascend kasi mabilis yang matuyo

Babakbakin ka pag-inabot, aahon payuko

Pasuko na huminahon, sandata na binaon

Nadiskarga, nadisarma sa eksenang madugo!

Kaya good luck, godlike. God-like? Ala-GOD?

Pag naglabas ako ng bakanteng ataul, matatauhan ka agad!

Bukas, higa, butas! Hiwa, bukas, piga, sara!

Tangina, teka teka! Bukas, dura, giba, sira, mata, luwa, nganga!

Ano, putangina, pumusta kayo dito?

Pero babalik ding realidad yang utak na namasahe

Premonisyon lang 'to lahat, may na-omit man na detalye

Magpaulit-ulit man sa utak mo ang aking mga sinabi,

Gawin mo lang yung dapat mong gawin na parang walang nangyari

*ROUND 3 (GL)* 20:58

Yo! Yeah! Let's go! Seryoso na, seryoso na

Pag si Barry long hair, Jesus, you stupid Ben&Ben-looking gangster!

Simple kong nasilip, saktong bara niyang dala ay pawang kathang-isip

"Diba nga ito ang 'yong gusto?"

Imagination lang yung power

Pag ito yung Rapunzel, papasabugin ko yung tower!

At kahit si Gorio na matalas di makaka-cut through

Kung si Gorio yung sabon, ikaw naman yung shampoo, that's true

Oo, hair jokes, tawag diyan conditioning

Para hindi boring, I'm flexible and that's clear

Binigyan ko lang ng kulay as if someone dyed here

Oo, patawa! Pinakita ko agwat kung dikit man yung palitan

Mas kumpleto elemento kung ka-buhok lang yung pagitan

Kasi tanong! Sa isang dekada niya sa liga, sa isang dekadang movement

Ano ba, ano ba yung specific niyang improvement?

Sige nga, kahit isa? Maliban sa gumaling magkabisa?

Wala! Kaya kung ako yung underdog, edi go!

Ako na nga yung aso, tatanggapin ko yung anyo

**Commented [PV41]:** Ben&Ben song, next line is one of its verse.

**Commented [PV42]:** Reference to Goriong Talas' line (formerly Spade) against Dello: "Silencer, gusto mo ng mamon? Yung makapal na labing to pare ko gagawin kong palaman dun sa sabon na hindi mo na kailangan pang imulat."

**Commented [PV38]:** *crowd started to shout Sayadd's signature line*

**Commented [PV39]:** Sayadd's signature catchphrase, extended. *Sayadd gestures at every word*

**Commented [PV40]:** *crowd chants Sayadd*

**Commented [PV43]:** *Sayadd laughs, looks at the camera*

Kasi isang taon ko na improvement,
pitong taon para sa'yo!

Kaya kahit na matagal magpahinga,
wala sa'yong mag-iiba

At kung magtatanggal ka ng
kalawang, wala sa'yong matitira!

Kaya't kung round one yung past at
round two yung present, well...

Di na ko magpipigil! Round three
ay oras na, ito na yung big reveal

Kasi Ralph, real talk

Galing ka sa future, at kami nag-
designate

Ikaw ay aming inatasan na sa rap
mag-infiltrate

Seryoso, time travel, yan ang
iyong power

At yung una mong lapag laban kay
Zero Hour

Kaso unstable kapa non, di ka
mapakali

Tinanggalan mo siya ng intro,
ika'y nagmadali

Tas sunod na laban sa Maestro
Tas sunod na laban sa Maestro,
ikaw ay naulol

Yung time travel ay inamin,
nilabag mo protocol

Ralph, sikreto dapat yun, na
binunyag mo proudly

Kaya aming binura iyong memorya't
ika'y nagchoke sa round three!

Kasi agent ka lang namin na may
factory defect

At yung madalas mo na amnesia ay
isa sa side effects!

Kaya hindi ka nag-evolve, we
actually cursed you!

Manipulado mo yung oras at kami
yung curfew!

Kasi galing ako sa future kung
saan:

3GS si Aric at sa Uprising siya'y
napatalsik

Kung saan may talo na si Mhot at
may panalo si Bagsik

Kung saan Batas vs Gorio, Isabuhay
Finals, yan ay na-achieve

Habang nasa office siya kasi di
aprubado ang 'yong leave

Kung saan bumattle ulit si Loonie,
3v3, kasama si Abra at si Ron

Kung saan may Royale Rumble mga
champions at ako nanalo don

Ang punto ko, nung sinabi mong
ika'y representante ng hinaharap,
di ko nalang yun sinita

Representante ng hinaharap, oo,
representante lang kita!

Kaya Barry Ralph, iba ako! Big
brain, in-game, insane

Di ko binanggit kaniyang alyas,
walang pake sa big names

Bawat battle sakin blessing, akin
yan isusumpa

May pangalan o wala, akin yan
itutumba!

**Commented [PV44]:** *GL claps his hands twice*

**Commented [PV48]:** Mhot's undefeated and Bagsik was winless.

**Commented [PV45]:** *Sayadd nods*

**Commented [PV49]:** *Sayadd chuckles, points at the camera*

**Commented [PV46]:** In Sayadd vs Zero Hour, he interrupted Zero's introduction and proceeded to spit his R1.

**Commented [PV50]:** GL noticeably did not make a name flip or wordplay of 'Sayad', constraining himself unlike Sayadd's previous opponents.

**Commented [PV47]:** *Sayadd nods*

Yeah

Akin yan itutumba

Kasi...ganon, ganon yung concept;
dapat priceless

Walang baguhan at datihan kung
hangad mo timeless

Kasi hindi 'to battle, exhibition
di rin

Dahil ang panoorin si GL ay isang
experience! Oo

Shocking! Electrifying! Bumubutas
ng eksena!

Oo, Kakashi at Killua, kuryente
yung barena!

Oo, kuryente yung barena, di pa ba
apparent?

Na siguradong YOU'RE SCREWED PAG
SUMABAY SA CURRENT!

Yo! "You're screwed" "Sumabay sa
current" Konekte-konekte-konektado
ba boss?

Pinaghalo ko yung ender at ganon
magtapos!

Time!

---

Judges vote: 5-0 in favor of GL

**Commented [PV51]:** *Apoc jolts back, smiling*

**Commented [PV52]:** *GL pauses for a while*

**Commented [PV53]:** *Zend Luke nods repeatedly*

**Commented [PV54]:** *Sayadd looks at the camera and thumbs up*

**Commented [PV55]:** Anime characters with electric powers.

**Commented [PV56]:** A nod to Sayadd's line against Tweng: "Walang kuryente yung barena ang umiikot ay ikaw!"

**Commented [PV57]:** GL merges the closing lines of his previous rounds. *Zaki predicts the line, winces*

**Commented [PV58]:** *crowd goes wild, chants GL*

**Commented [PV59]:** An actual stutter by GL, albeit sonically fitting.

**Commented [PV60]:** Sinio, Damsa, Flict-G, Mhot, and C-Quence.